# TUBERCULOSIS

## Alamin Ang Katotohanan!



## TUBERCULOSIS
## GET THE FACTS!

*TAGALOG*



AAPCHO

*Association of Asian Pacific Community Health Organizations*

## Ano ang Tuberculosis?

Ang tuberculosis (TB) ay isang sakit sa baga na dulot ng mga germs na nakukuha sa hangin. Ang TB ay maaari ding maka-apekto sa ibang bahagi ng katawan gaya ng utak, bato o spine. Ang TB germs ay napupunta sa hangin kapag ang isang taong may TB sa baga ay umuubo, bumabahing, tumatawa o kumakanta.



## Ano ang mga sintomas ng TB?

Ang mga karaniwang sintomas ng TB ay ang panghihina ng katawan, pangangayayat, lagnat o matinding pagpapawis sa gabi. Kabilang din dito ang pag-ubo na may kasamang dugo. Ang ibang sintomas ay depende sa bahagi ng katawan.

## Pero, Hindi ba wala nang nagkaka-TB?

Mali! May mga halos 8 milyong bagong kaso taun-taon sa buong mundo. Sa U.S., may mga 22,000 kasong naiuulat sa isang taon. Tinatayang 10 hanggang 15 milyong tao sa U.S. ang mayroong TB germs sa kanilang katawan na maaaring mamuo bilang sakit na TB sa hinaharap na panahon.

## Sino ang maaaring magka-TB?

Kahit sino ay maaaring magka-TB pero ang mga sumusunod ay nasa higit na panganib na magkaroon ng sakit na ito:

- mga kasamahan ng isang taong may TB- sa bahay o sa trabaho
- mga mahihirap
- mga taong walang matutuluyan
- mga nakatira sa nursing homes
- mga taong ipinanganak o galing sa ibang bansang kung saan maraming taong may TB
- mga bilanggo
- mga sugapa sa alak at iniiniksiyong drugs
- mga taong may karamdamang gaya ng diabetes, ilang uri ng cancer, mga taong kulang sa timbang
- mga taong may HIV.

## Paano ko malalaman kung may TB ako?

Una mong dapat gawin ay magpa-TB skin test. Kung ito ay lumabas na positive, maaaring kinakailangan mo pa ng ilang test upang matiyak kung ikaw ay may sakit na TB o impektado lamang.



## Ano ang kaibahan ng sakit na TB at impektado ng TB?

Kapag sinabing ikaw ay may sakit na TB, ito'y nangangahulugang ang mga germs ay aktibo sa loob ng iyong katawan. Ikaw ay may isa o dalawang sintomas na nararamdaman. Maaari mong mahawaan ang ibang tao. Maaari rin itong humantong sa kamatayan. May mga gamot na maaaring makapagpapagaling sa sakit na TB.

Kung ikaw ay impektado lamang ng TB, ito'y nangangahulugan na ang mga germs ay nasa loob ng iyong katawan nguni't ang mga ito ay hindi aktibo kaya wala kang sakit. Wala ka pang sintomas na nararamdaman sa ngayon bagama't hindi nanganahulugan na hindi ka maaaring magkasakit ng TB lalo na kung ikaw ay isa sa mga taong nabanggit sa bahaging "Sino ang maaaring magka-TB?" ng sulating ito. May mga gamot na maaari mong inumin para maiwasan ang pagkakasakit ng TB.



## Saan maaaring magpa-TB skin test?

Sa iyong doktor o kaya'y sa Health Departmet sa iyong lugar.

## Paano ginagawa ang TB skin test?

Ito'y ginagawa sa pamamagitan ng iniksiyon ng tuberculin sa iyong braso. Makaraan ng 48 hanggang 72 oras, ikaw ay kailanggang magbalik sa iyong doktor o klinika upang masuri ang bahaging tinurukan. Kung may pamamaga, ito ay susukatin at ito ang pagbabatayan kung ikaw ay impektado o hindi.

## Paano kung ang resulta ng test ay negative?

Kung ang resulta ng test ay negative, kadalasan nito ay nangangahulugan na ikaw ay hindi impektado. Kaya lamang, kung minsan, maaaring ito ay false nagative lalo na sa isang taong bago lamang naimpekto. Ang skin test ng isang taong nahawaan ng isang maysakit ng TB ay magiging positive lamang makaraan ang 2 hanggang 10 linggo mula sa kanyang pagkahawa. Ang resulta ng test ay maaari ding maging false negative kung may kapansanan ang immune system ng naturang tao.



## Paano kung ang resulta ay positive?

Ang resultang positive ay nangangahulugan na ikaw ay impektado ng TB germ. Nguni't hindi-nito linitiyak na ikaw ay may sakit na TB. Ang ilang pang tests kagaya ng x-ray at pagsusuri ng iyong dura ay makakapagpatunay kung may sakit kang TB o wala.

## Ano ang dapat kong gawin kung ako ay impektado o kaya'y may sakit na TB?

Kailangan mong makuha ang mga karagdagang tests. Sundin ang payo nang iyong doktor at inumin mo ang mga ineresetang mga gamot. Sa ngayon, madaling maiwasan at malunasan ang sakit na TB sa tulong ng tamang paggagamot.




Para sa karagdagang impormasyon, tumawag sa Health Department sa inyong lugar

✓This publication was made possible by grant number U23/ CCU909880 from the Center For Disease Control and Prevention. Its contents are solely the responsibility of AAPCHO and do not necessarily represent the official view of CDC. The contents have been translated by Asian Health Services from a CDC pamphlet and reproduced by AAPCHO. This brochure is available in English, Chinese, Vietnamese, Korean, and Tagalog languages. To receive a sample, please contact AAPCHO at (510) 272-9536, or e-mail: info@aapcho.org. (9/96)

*Designed by Design One*